ANG Bayan

Pahayagan ng Partido Komunista ng Pilipinas
Pinapatnubayan ng Marxismo-Leninismo-Maoismo

Tomo LIII Blg. 16
Agosto 21, 2022
www.cpp.ph




EDITORYAL

# Sa paglaban ng masa at hukbo, bibiguin ang madugong gera ng AFP

Ipinag-utos kamakailan ng bagong itinalaga ni Ferdinand Marcos Jr na hepe ng Armed Forces of the Philippines (AFP) na lalo pang pabilisin ang tiyempo ng mga operasyon nito laban sa Bagong Hukbong Bayan (BHB). Layunin diumano ng ganitong kautusan ang "tapusin kaagad kung kaya" ang rebolusyonaryong armadong pakikibaka.

Mas malalang terorismo ng estado, paniniil at pagpapahirap sa masa ang tiyak na ihahatid ng pagpapaigting na ito ng mga operasyon ng AFP. Kaalinsabay nito ang minimum na mga laking-batalyon na operasyong pangkombat laban sa hukbong bayan, na may suporta ng walang-habas na pambobomba mula sa himpapawid at panganganyon. Ito na ang ika-anim na taon ng todo-largang mga opensiba ng AFP na nagsimula sa tinaguriang Oplan Kapayapaan ng AFP na naging Oplan Kapanatagan katuwang ang Philippine National Police (PNP).

Alinsunod sa hibang na estratehiyang "limasin ang dagat upang mahuli ang isda," naghasik ang mga pasistang tropa ng brutal na kampanya ng pasipikasyon, panunupil, saywar at paniniktik laban sa masang magsasaka at mga minoryang mamamayan. Pakay nitong sindakin, lumpuhin sa takot, lupigin ang palabang diwa at pwersahin ang masa na isuko ang kanilang mga karapatan at hangarin.

Taliwas sa mga batas sa digma, sinasakop ng mga armadong sundalo ang daan-daang mga sibilyang komunidad at ipinaiilalim ang taumbaryo sa kanilang paghahari-harian. Dinudurog ang pagkakaisa ng masa upang mas madali silang supilin. Kinontrol ang lahat ng kilos sa baryo, kabilang ang pagtakda ng dami ng bigas na pwedeng bilhin, ang haba ng limitadong oras o mga araw na pwedeng magtrabaho sa bukid.

Inasinta ng AFP ang mga ligal na samahang masa at kanilang mga lider na pilit idinadawit sa armadong rebolusyonaryong kilusan. Ito ay upang palabasing makatwiran ang armadong pagsupil sa mga sibilyan at kanilang mga karapatan. Sa disoras ng gabi, pulu-pulutong ng mga pasistang sundalo ang sumusugod sa mga kabahayan upang sindakin ang mga taumbaryo at pilitin silang "umamin." Kaliwa't kanan ang mga kaso ng pagpatay, pagdukot, at pagtortyur upang paluhurin ang masa sa poder ng militar.

Sa limang taon, mahigit 20,000 na ang ipinarada ng AFP na mga "sumuko," na pinalalabas na mga kasapi ng BHB (kahit sabi nila noong simula ay wala nang 4,000 ang kasapi ng hukbong bayan). Sa badyet na ayudang ₱65,000 kada isa, mahigit ₱1.3 bilyon na ang ibinuhos na pondo ng gubyerno sa pakanang saywar. Sa kongkreto, kadalasa'y

ilang kilong bigas at delata na lang ang natatanggap ng mga tao. Sa laki ng nakukulimbat dito, pati na mula sa ilambilyong pisong badyet para sa pagpapasemento ng mga kalsada, pursigidong-pursigido ang AFP sa kanilang panggigipit at pandarahas sa taumbaryo.

Maling-mali ang pag-aakala ng AFP na sa ganitong paraan ay lubos nilang mapapatay ang diwang palaban ng masa. Ang totoo, malalim na malalim ang itinatanim nilang poot sa puso ng masa. Marami sa mga pinaluhod at pinayuko ng mga pasistang sundalo ay lalong sumidhi ang pagnanais na tumindig at tumingala, itanghal ang kanilang dangal at ipagtanggol ang kanilang mga karapatan at kabuhayan.

Sa buong bansa, marami sa kanila'y tuluy-tuloy na lihim na nakikipag-ugnayan sa hukbong bayan upang makipagtulungan kung paanong magtatanggol at lalabanan ang pasistang paniniil. Hindi nauubos ang dami ng gustong sumapi sa BHB.

Sa nagdaang mga taon, nagawa ng BHB sa kalakhan na pangingibabawan at biguin ang inilunsad na malalaking opensiba ng AFP sa buong bansa. Patunay ito na nananatiling malalim at malawak ang tinatamasang suporta ng BHB mula sa masang magsasaka at sambayanang Pilipino. Pinatatatag nito ang paninindigan at determinasyon ng mga Pulang mandirigma na magpunyagi sa landas ng armadong rebolusyon sa kabila ng lahat ng hirap at sakripisyo.

Puspusan ang pagsisikap ng lahat ng yunit ng BHB na panatilihing mahigpit ang pagkakaisa ng hukbo at masa. Habang pinatatatag ang mga nakatayong rebolusyonaryong organisasyong masa at mga sangay ng Partido, ibayong pinalalawak ang mga larangang gerilya o nagtatatag ng mga bago. Sa gayon, napalalapad ang erya para makapaglunsad ang BHB ng mga taktikal na opensiba at napupwersa ang AFP na banatin ang pwersa at ihantad ang maninipis na bahagi nito.

Susi sa pagkakaisa ng masa at ng hukbong bayan ang pagsusulong ng rebolusyong agraryo para labanan ang iba't ibang anyo ng pyudal na pagsasamantala. Dapat ituon ang mga paglaban para ibaba ang upa sa lupa, pawiin ang usura at kamtin ang makatwirang presyo sa kanilang mga produktong-bukid. Ang pagsusulong sa rebolusyonaryong programa sa reporma sa lupa ang mahigpit na nagbubugkos ng hukbong bayan at masa.

Dapat palakasin at palawakin ang pakikidigmang gerilya upang ipagtanggol ang masa laban sa armadong panggagahis ng kaaway. Dapat ding itaas ang kakayahan ng mga yunit milisya na mag-inisyatiba sa paglulunsad ng mga taktikal na opensiba upang mapasigla ang armadong paglaban ng masa sa maraming lugar. Sa panig ng BHB, dapat tuluy-tuloy na magrekrut ng daan-daang bagong mga Pulang mandirigma, maglunsad ng mga pagsasanay sa pulitiko-militar, panatilihing mataas ang disiplina, at palakasin ang paninindigang pang-ideolohiya.

Habang pinalalakas ang mga pakikibakang masa sa kalunsuran, dapat puspusang suportahan din ng mga manggagawa, mga estudyante at propesyunal sa kalunsuran ang mga pakikibakang antipyudal at antipasista sa kanayunan. Dapat nilang tulungan ang masang magsasaka na dalhin sa pambansa at internasyunal na atensyon ang kalagayan at mga paglaban sa kanayunan. Dapat tuwiran silang magtungo sa mga bukid upang lumahok sa kilusang antipyudal, gayundin, sa armadong pakikibaka.

Sa harap ng sumisidhing krisis na kinatatampukan ng pumapaimbulog na presyo ng pagkain at mga bilihin, at lubhang mababang sahod at kita ng masang manggagawa at magsasaka, lalong nalulugmok ang masang magsasaka, manggagawa at anakpawis sa hirap at kagutuman. Sa kanayunan, lalo pang lumulubha ang kalagayan sa harap ng malawakang pang-aagaw ng lupa ng mga korporasyong dayuhang na sinusuportahan ng pasistang militar.

Ang krisis ng naghaharing sistemang malakolonyal at malapyudal ay matabang lupa para sa armadong rebolusyon. Malaking hamon, kung gayon, sa BHB at sa masang Pilipino na labanan, biguin at pangibabawan ang pagpapaigting ng kontra-rebolusyonaryong gera sa ilalim ng rehimeng Marcos, at isulong ang pambansa-demokratikong hangarin ng sambayanang Pilipino. AB


ANG Bayan

Tomo LIII Blg. 16 | Agosto 21, 2022

Ang Ang Bayan ay inilalabas sa wikang Pilipino, Bisaya, Iloco, Hiligaynon, Waray, Ingles at Espanyol. Tumatanggap ang Ang Bayan ng mga kontribusyon sa anyo ng mga artikulo at balita. Hinihikayat din ang mga mambabasa na magpaabot ng mga puna at rekomendasyon sa ikauunlad ng ating pahayagan.


## Nilalaman




Ang Ang Bayan ay inilalathala dalawang beses bawat buwan ng Komite Sentral ng Partido Komunista ng Pilipinas

ang.bayan@cpp.ph

@cpp_angbayan1

# Bigo ang mga pekeng pagpapasuko na ihiwalay ang mamamayan sa rebolusyon

Ipinagmamalaki ng Southern Luzon Command (Solcom) ng Armed Forces of the Philippines (AFP) at ng Philippine National Police (PNP) sa Calabarzon (Cavite-Laguna-Batangas-Rizal-Quezon) at Mimaropa (Mindoro-Marinduque-Romblon-Palawan) ang napakarami umanong "sumukong" kasapi ng Bagong Hukbong Bayan (BHB), milisyang bayan, rebolusyonaryong organisasyong masa at mga kadre ng Partido sa Southern Tagalog (ST). Ginawa ang gayong paghahambog habang duguan ang kanilang kamay bunga ng malawakang mga paglabag sa karapatang-tao at paghahasik ng ligalig at takot sa mga komunidad.

Sa taong 2021, naiulat na may 368 kaso ng sapilitang pagpapasuko sa rehiyong ST. Bago "sumuko," dumanas ang mga biktima ng pagbabanta, intimidasyon at panlilinlang ng mga sundalo at mga kasabwat o pinilit nitong mga lokal na upisyal.

Dinanas ito ng Baryo Matatag sa isang larangan sa ST na ipinundar mula sa tagumpay ng rebolusyong agraryo. Sa ilalim ng rehimeng Duterte, umigting ang kampanyang "pagpapasuko" at saywar sa lugar.

May ilang nasuhulan ng kaaway na ginamit na mga aset na pinagkukunan ng impormasyon hinggil sa Pulang hukbo at mga rebolusyonaryong organisasyon sa baryo. Humantong ito sa panggigipit sa mismong taumbaryo at ilang engkwentro sa pagitan ng AFP-PNP at BHB.

**Pagpupuna at pagbawi**

Matapos tasahin ng kinauukulang Komite ng Partido ang kalagayan ng Baryo Matatag ay agad itong nagpatupad ng hakbangin upang bawiin ang baryo at muling buhayin ang mga organisasyon dito. Naging gabay nito ang bilin ng Partido na kapag mamamayan ang nasasangkot, isasakatuparan ang hindi marahas na paraan ng paglutas sa mga kontradiksyon, bagkus, masikhay na gawaing pampulitika at pagpupunahan.

Nagpadala ng isang yunit ng BHB para irekober ang Baryo Matatag. Nag-ingat ang mga Pulang mandirigma lalo't ramdam nila ang epekto ng pasistang saywar at paninira laban sa hukbong bayan. Batid nilang nilason ng kaaway ang isipan ng mga residente para mawalan sila ng tiwala sa hukbo.

"Ang gusto ng kaaway ay gamitin kayo laban sa mga kasama at inyong kababaryo," paliwanag ng mga kasama.

Kasabay nito, inilinaw nila na may pananagutan ang sinumang magpakakasangkapan sa kaaway sa paniniktik at paglaban sa rebolusyonaryong kilusan at mamamayan. Kailangang harapin ng mga ito ang kanilang kaso sa hukumang bayan. Gayunman, pinag-iba rin ng mga kasama ang mabigat sa magaan na pagkakasala sa mamamayan at gubyernong bayan.



Pinaliwanag ng mga kasama ang sistema ng hustisya sa ilalim ng gubyernong bayan, ang batayan ng kaso ng mga nasasakdal at ang karampatang parusa ng mga ito. Marami sa mga natukoy na nagpagamit sa kaaway ngunit mapagpakumbabang umako ng pagkakasala at matapat na nagsisi ay binigyan ng puwang na magbago.

Ikinalugod ng taumbaryo ang pamamaraan ng mga kasama at lubos nilang niyakap ang mga desisyon.

**Pagwawasto**

Naging tuntungan ng pagwawasto sa Baryo Matatag ang kanilang karanasan sa rebolusyong agraryo. Magkatuwang na binalik-aralan ng hukbo at taumbaryo ang kanilang pakikibaka para sa lupa at mga tagumpay na tinamasa mula rito. Dekada 1980 nang ilunsad ang pagkilos para bawiin ng masang magsasaka ang lupa sa Baryo Matatag. Magkatuwang ang BHB at taumbaryo sa pagharap sa mga armadong maton at militar na utusan ng panginoong maylupa.

"Kung hindi dahil sa rebolusyong agraryo, hindi natin mapakakain ang ating pamilya," ayon pa sa isang nakatatandang residente. "Walang-wala ang ilang libo at mga pangakong proyekto ng kaaway kumpara sa mga lupang sakahan na pinaghirapan nating ipaglaban."

Sang-ayon sa pasya ng hukumang bayan, binigyan ng pangalawang pagkakataon ang ilan sa mga nahatulan. Nagsilbing "parusa" ang pagbabalik ng lupang binubungkal nila sa organisasyon at pagpapaloob nito sa komunal na sakahan ng baryo. Lalahok sila sa kolektibong pagsasaka bilang bahagi ng pagpapanibagong-hubog.

Matapos isagawa ang hukumang bayan ay nawasak ang pader na tila naghiwalay sa Baryo Matatag at BHB sa ilang panahon. Ginampanan ng bawat isa ang kan-

*Sundan sa pahina 4*

## 803rd IBde, binigo ng BHB-Northern Samar

INIULAT NG BAGONG Hukbong Bayan (BHB)-Eastern Visayas ang magkakasunod na armadong aksyong inilunsad ng mga yunit nito laban sa 803rd IBde mula Abril hanggang Hulyo.

Noong Abril 3, tinambangan ng BHB ang kontra-insurhensyang yunit ng pulis sa Barangay San Miguel, Las Navas. Tatlong pulis ang namatay at apat ang nasugatan.

Isang araw bago nito, inambus ng BHB ang yunit ng 3rd IB sa Barangay Lakandula, Las Navas. Dalawang sundalo ang napaslang. Noong Mayo 10, napaslang naman sa espesyal na operasyon ng BHB ang kumander ng tropang naglulunsad ng Retooled Community Service Program sa Barangay San Francisco, Las Navas.

Sa naturang bayan pa rin, nakadepensa at nakapagmaniobra ang mga yunit ng BHB sa apat na engkwentrong dinanas nito mula Hunyo 3 hanggang 22. Hindi bababa sa 14 ang kaswalti sa hanay ng mga sundalo.

## 4 na madre at 12 iba pa, isinakdal ng "pagpondo sa terorismo"

APAT NA MADRE ng Rural Missionaries of the Philippines, isang abugado at 11 iba pa ang kinasuhan ng Department of Justice (DoJ) ng "pagpopondo ng terorismo" noong Agosto 17. Ang mga isinakdal ay sina Mary Louise Dumas, Maridel Solomon Fano, Hanelyn Caibigan Cespedes, Emilio Gabales, Ma. Fatima Napoles Somogod, Evelyn Lumapas Naguio, Jhona Ignilan Stokes, Melissa Amado Comiso, Aldeem Abroguena Yanez, Aileen Manipol Villarosa, Czarina Golda Selim Musni, Angelie Magdua, Sister Augustina Juntilla, Sister Maryjane Caspillo, Sister Emma Teresita Cupin at Sister Susan Dejolde. Si Musni ay kalihim ng Union of People's Lawyers in Mindanao.  Walang inilabas na dokumento ang DoJ kaugnay sa mga akusasyon ng dalawang "saksi" na pinagbatayan ng kaso laban sa kanila.

Sa isla ng Negros, walang awat pa rin ang panghahalihaw ng militar. Pinatay ng 94th IB ang isang magsasakang residente ng Sityo Bulasot, Barangay Buenavista, Himamaylan City, Negros Occidental noong Agosto 8.

Pinalayas din ng mga sundalo ang mga katutubong Maghat-Bukidnon sa barangay at iligal na inokupa ang kanilang mga bahay. Tinugis nila ang mga bata at kabataang pinaratangang mga anak ng mga Pulang mandirigma.

Sa Negros Oriental, iligal na inaresto noong Agosto 9 si Roldan Baydal, isang drayber ng habal-habal at magsasaka sa Sityo Punong, Barangay Trinidad, Guihulngan. Pinaputukan ng 62nd IB sa magkahiwalay na insidente noong Agosto 16 at 17 sina Boyet Cezar,  Marjun Mahinay, Onil Gonzaga at Jercel Gonzaga sa parehong syudad at niransak ang bahay ni Lary Gelia. Sa Moises Padilla, niransak din ang bahay ni Ronnie Pasid.

Sa Northern Samar, iligal na inaresto noong Hunyo si Enriquetta Toling, isa sa kilalang biktima ng Sag-od Massacre at residente ng Barangay Sag-od, Las Navas. Kabilang siya sa 22 residente ng barangay na  inobliga ng militar na magreport sa kampo bago nito.

*Mula sa pahina 3*

ya-kanyang bahagi upang magwasto ang mga may kahinaan at nagkasala. Nailunsad ang mga pag-aaral, gawaing produksyon at serbisyong medikal kahit sa gitna ng matinding operasyong militar. Muli ring napagana ang organisasyong masa at nakagampan ang taumbaryo ng mga rebolusyonaryong tungkulin.

Lumaganap sa ibang baryo ang balita ng tagumpay sa Baryo Matatag. Pinawi nito ang takot ng mamamayang napilitang "sumuko" at binigyan sila ng kumpyansang dumulog sa BHB. Sa katunayan, kusang lumapit sa Pulang hukbo ang mga myembro ng isang samahang binuo ng AFP-PNP sa katabing baryo para magpuna sa sarili. AB



**Martsa-paggunita sa Araw ng mga Katutubo.** Kasabay ng paggunita sa Pandaigdigang Araw ng mga Katutubo noong Agosto 9, nagmartsa ang mga grupo ng pambansang minorya patungong upisina ng National Commission on Indigenous Peoples sa Quezon City. Tinuligsa nila ang walang habas na iligal na pag-aaresto, tortyur at pamamaslang sa mga katutubo.

**Martsa laban sa Golden Rice sa Panay.** Nagpiket ang mga grupong pangkalikasan at kalusugan sa harap ng lokal na upisina ng Department of Agriculture sa Iloilo City upang tutulan ang pakanang paggamit at pagpapalaganap ng *golden rice* sa isla.

Sa Bicol, itinayo ang isang alyansa laban sa Golden Rice, ang SIKWAL-GMO (Bicol Alliance against GMO) noong Agosto 8 sa Naga City.  Ayon sa mga kalahok, ang makikinabang lamang sa *golden rice* ay ang mga transnasyunal na mga korporasyon.

**Piket sa Korte Suprema.** Sinabayan ng isang piket ang paghahain ng petisyon para sa Writ of Amparo sa Korte Suprema noong Agosto 10. Dumulog sa korte ang mga kapamilya ng dinukot na mga aktibista at organisador na sina Elizabeth "Loi" Magbanua, Alipio "Ador" Juat, Elgene Mungcal, at Ma. Elena "Cha" Cortez Pampoza.

**Protesta laban sa panghihimasok ng US.** Nagtungo sa Mendiola sa Maynila ang mga progresibong grupo noong Agosto 6 kasabay ng pulong nina US Secretary of State Anthony Blinken at Ferdinand Marcos Jr sa Malacañang. Panawagan nila ang pagbabasura sa hindi pantay na mga tratado sa pagitan ng Pilipinas at US katulad ng Visiting Forces Agreement at Mutual Defense Treaty na yumuyurak sa pambansang soberanya ng bansa.

# Pambobomba at panganganyon, salot din sa kalikasan

Pormal na iniatras ng 303rd IBde ng Armed Forces of the Philippines (AFP) noong Agosto 8 ang plano nitong gawing "test site" ng pambobomba ang Mt. Mandalagan na sakop ng Barangay Minapasuk, Calatrava sa Negros Occidental. Ito ay matapos umalma sa plano ang mga residente at lokal na ahensya ng Department of Environment and Natural Resources (DENR), gayundin ang ilang upisyal ng lokal na pamahalaan. Ang naturang bundok ay bahagi ng Northern Negros Natural Park (kabuuang lawak ay 80,454.5 ektarya), isang protektadong erya kung saan naninirahan ang maraming uri ng hayop at halaman na matatagpuan lamang sa isla.

Sa ibang bahagi ng bansa, sinisira ng mga pambobomba at panganganyon ng AFP ang protektado at di protektadong mga sentro ng *biodiversity*. Tinataguriang sentro ng *biodiversity* ang mga lugar na nagtataglay ng mayayamang rekursong mineral, gubat, halaman at hayop. Dito matatagpuan ang mga ibon at iba pang hayop na malapit nang mawala, gayundin ng mga halamang makikita lamang sa bansa. Maraming komunidad ng minoryang mamamayan ang nabubuhay sa mga rekurso ng kagubatan nito. Ang mga ito rin ang *watershed* o pinagkukunan ng tubig ng mga nakapalibot na munisipalidad at syudad.

Marami na ang mga pag-aaral hindi lamang sa masasamang epekto ng mga pambobomba, kundi pati ng madalas na pagpapalipad ng mga *drone*, sa kagubatan at mga nabubuhay dito. Liban sa pinsalang idinudulot ng mga bomba sa mga sibilyang komunidad, nililigalig ng ingay ng mga eroplano, helikopter at *drone* na pangsarbeylans (na madalas ay ilang oras na nakapailanlang sa ere) ang natural na siklo ng ligaw na mga hayop, laluna ng mga ibon. Labag ang paninirang ito sa karapatan ng mamamayan sa isang balansyado at malusog na ekolohiya.

**Makitid na proteksyon**

Sa kabuuan, mahigit 7 milyong ektarya lamang ng kalupaan, mga ilog at karagatan sa Pilipinas ang itinuturing na protektado sa Pilipinas. Malalawak na susing sentro ng *biodiversity* ang walang proteksyon dahil sa interes at mga operasyon dito ng mga dayuhan at lokal na mga mandarambong. Kahit ang mga idineklarang protektado ay una nang kinalbo at sinira ng malakihang kapitalistang pagtotroso at pagmimina sa nakaraang siglo. Bihira na ang mga lugar ng *biodiversity* na nagtataglay pa ng *old forest growth* o lumang kagubatan.

Kabilang sa mga lugar na ito ang Samar Island Natural Park na may lawak na 335,105 ektarya at sumasaklaw sa bulubunduking bahagi ng Las Navas at Catubig. Noong 2019, naghulog ang AFP ng mga bomba malapit sa Mt. Capotoan na yumanig sa lupa at nag-iwan ng 100-metrong lapad na butas.



Sa Mindanao, malaking bilang ng mga pambobombang naiulat sa Ang Bayan ay isinagawa sa iba't ibang bahagi ng Mt. Pantaron (saklaw: 1.24 milyong ektarya). Dito matatagpuan ang isa sa pinakamalawak na natitirang lumang kagubatan sa bansa. Hindi protektado ng batas ang kabundukang ito sa kabila ng mga panukala at panawagang nakahapag para rito. Kabilang dito ang panawagan ng mga minorya sa Talaingod, kung saan 6,000 ektarya pa ng lumang kagubatan ang matatagpuan.

Sa Bukidnon, ipinagmalaki ng NTF-Elcac ang pagkasunog ng tuktok ng isa sa mga bundok ng Mt. Tago (lawak: 13,341 ektarya) sa pambobomba ng AFP noong Nobyembre 2021. Tatlo pang kabundukan (Mt. Kimangkil, Mt. Lumot at Mt.Tangkulan) ang binomba ng AFP sa iba't ibang panahon. Ang mga kabundukang ito na may pinagsamang lawak na 43,835 ektarya ay ipinanukala na ring ideklarang protektado at ituring na karugtong na *habitat* ng protektadong Mt. Kitanglad (47,234 ektarya) at Mt. Kalatungan Range (22,225 ektarya). Sa Misamis Oriental, hindi ligtas ang Mt. Balatukan Range (8,437 ektarya) sa pambobomba at panghahalihaw ng militar.

Sa rehiyon ng Davao, tatlong protektadong lugar (Mt. Hamiguitan, Mainit Hotspring Protected Landscape at Aliwagwag Protected Landscape) ang may saklaw na mga bahagi ng Compostela Valley (Davao de Oro).

Sa mga lugar ng Bangsamoro, paulit-ulit din ang pambobomba at panganganyon ng AFP sa Liguasan Marsh at kabundukan ng Mt. Daguma sa bahaging Sultan Kudarat.

Sa Luzon, binomba noong 2017 ng 202nd IBde at 730th Combat Group ang Mt. Banoi, isang kritikal na *watershed area* na pangunahing pinagkukunan ng tubig ng Batangas. Sa Cagayan, binomba ang mga katutubong komunidad ng Mt. Cagua na nasa pinakahilagang dulo ng Sierra Madre. AB

# SA MADALING SALITA




ginastos ng Department of Education para sa **39,583** mahinang klase na ***laptop*** sa presyong **₱58,300** kada isa. Ang presyo ng gayong klaseng kompyuter na nasa **₱15,000-₱22,000 lamang**.

## ₱1.87T

tinatayang yaman ng pamilyang Marcos sa 2021, kung ang pagbabatayan ay ang hawak nilang $5 bilyon noong 1986.



## 126,172

pakete ng pagkain, gamot at iba pang donasyon na nabulok sa mga bodega ng DSWD na para sana sa mga biktima ng bagyong Ulysses noong 2020.

## 1.3 MILYON

pamilyang mahihirap ang inilaglag ng bagong kalihim ng DSWD sa **4Ps** dahil "gumradweyt" na umano ang mga ito sa kahirapan.

***Pinagkunan:*** *Ibon Foundation*

## #UnBlockTheTruth

panawagan para ibasura ang utos ng National Telecommunications Commission na humaharang sa *website* ng mga alternatibong midya at iba pa.



## ₱80/araw

o **₱12,030 para sa pamilyang may 5-katao** ang itinakda ng estado na *poverty threshold* o sukatan ng kahirapan. Kahit napakababa ng sukatan, tumaas pa rin ang bilang ng mga naghihirap mula 17.6 milyon noong 2018 tungong 20 milyon noong 2021.

## 186

bilang ng lenggwaheng Pilipino, **46 sa mga ito ay nanganganib na mamatay** at **2 ay *extinct* o patay na**.

***Pinagkunan:*** *Summer Institute of Linguistics, 2022*



## Fidel & Fidel

ipinanganak noong Agosto 4, 1944 si Fidel Agcaoili, punong konsultant ng National Democratic Front of the Philippines habang si Fidel Castro, pinuno ng rebolusyong Cuban, ay ipinanganak noong Agosto 13, 1932.

# Desaparecido: mga nawala sa kadiliman ng batas militar

Sa darating na Agosto 30, gugunitain sa buong mundo ang International Day of the Disappeared (Araw ng mga Desaparecido). Sa araw na ito, aalalahanin ang libu-libong aktibista at mga itinuring na "kalaban ng estado" na dinukot at pwersahang winala ng mga pwersa ng estado bilang estratehiya ng mga gubyerno para maghasik ng teror sa buong lipunan.

Ayon sa International Convention for the Protection of All Persons from Enforced Disappearance, ang sapilitang pagwawala ay maituturing na krimen laban sa sangkatauhan kung ang mga ito'y isinasagawa bilang bahagi ng malawakan o sistematikong atake laban sa sibilyang populasyon. Sa gayon, walang taning ang bisa ng mga kaso laban sa mga nagsagawa ng krimen, at may karapatan ang mga kapamilya ng mga biktima na ungkatin ang katotohanan ng mga pagkawala at igiit na bigyan sila ng bayad-danyos.

Sa Pilipinas, daan-daan ang dinukot at habambuhay nang winala sa batas militar ni Ferdinand Marcos Sr. Naitala ng Redemptorist Church sa Baclaran, Pasay City ang mahigit 500 biktima, habang 783 ang nasa rekord ng William S. Richardson School of Law Library sa University of Hawaii. Nakalagak doon ang rekord ng paglabag sa karapatang-tao ng 101,458 na biktima sa ilalim ng batas militar ng diktadurang Marcos, kabilang ang 70,000 ikinulong, 35,000 ipinailalim sa iba't ibang anyo ng tortyur, at 3,256 na pinatay o "salvaging" (kabilang ang 2,520 dumanas ng brutal na paraan ng pagpatay).

**Unang *desaparecido* at iba pa**

Bago pa man ang batas militar, nagkaroon na ng unang kaso ng *desaparecido* (katagang Espanyol ng "disappeared" o nawawala). Dinukot ng mga ahente ng militar si Charlie del Rosario noong Marso 19, 1971. Si del Rosario ay isa sa mga nagtatag sa Kabataang Makabayan (KM) at instruktor sa Philippine College of Commerce (ngayon ay Polytechnic University of the Philippines). May nagsabing inihulog siya sa dagat mula sa helikopter kagaya sa "Operation Condor" sa Latin America noong 1968 na idinirihe ng US Central Intelligence Agency.

Isang aktibong kasapi naman ng College Editors' Guild of the Philippines si Leticia Pascual-Ladlad, isa sa mga nagtatag ng UP Cultural Society sa University of the Philippines-Los Baños sa Laguna (UPLB) bago siya naging kasapi ng Samahang Demokratiko ng Kabataan. Huli siyang nakita noong Nobyembre 1975.

Isang organisador ng kabataang estudyante si Ronald Jan F. Quimpo na minsa'y nangarap na maging syentista o inhinyero. Ngunit nagbago ito pagkaraang magtapos siya sa Philippine Science High School at pag-enrol sa UP. Huli siyang nakita noong Oktubre 29, 1977.




**"Southern Tagalog 10"**

Pinakanakilala sa mga kaso ng *desaparecido* ang tinaguriang "Southern Tagalog 10." Sila ay sampung aktibistang karamiha'y nasa edad 20-25 na dinukot ng mga ahente ng estado noong Hulyo 1977 sa Makati Medical Center sa Metro Manila. Ayon sa salaysay ni Bonifacio Ilagan, isa sa tagatipon ng Campaign Against the Return of the Marcoses in Malacañang (Carmma), ito ang isa sa pinakamalaking kaso ng sapilitang pagkawala at pamamaslang sa buong kasaysayan ng batas militar ni Marcos Sr.

Kabilang sa ST 10 ay sina Cristina Catalla, Gerardo "Gerry" Faustino, Rizalina Ilagan, Ramon Jasul, Salvador Panganiban, Jessica Sales, Emmanuel Salvacruz, Virgilio Silva, Modesto "Bong" Sison at Erwin de la Torre.

Sina Sales at Ilagan ay mga estudyante ng UPLB at mga kasapi ng KM at Panday Sining. Si Ilagan, kapatid ni Boni Ilagan, ay lumisan sa unibersidad nang ideklara ang batas militar at naging organisador ng komunidad.

Ang ilang itinuring na *desaparecidos* noong dekada 1970 na natagpuan at napalaya ay kabilang sa mga nagsampa ng kaso laban sa diktador at kanyang naiwang ari-arian. Kabilang sa kanila sina Elisa Tita Lubi (dinukot noong Hunyo 1975 kasama sina Juan Andres Buenaventura at Johannes Baroso) at Adora Faye de Vera (dinukot kasama sina Flora Coronacion at Orlando Fidores noong Oktubre 1976). Noong 1995, kasama sila sa ginawaran ng korte sa US ng $766 milyon bilang danyos. AB

# Ang nagpapatuloy na laban ng Lumad at Moro

Sa ilalim ng batas militar naganap ang pinakamatinding pandarambong sa mga kagubatan sa Far South Mindanao. Daan-daanlibong ektarya ang ipinagkaloob ni Ferdinand Marcos Sr. sa kanyang malalapit na kaibigan sa pamamagitan ng Timber License Agreement ng pamahalaan.




Ilan sa binigyan niya ng malalawak na konsesyon ay ang Mindanao Lumber Development Company o Miludeco (32,575 ektarya sa South Cotabato), Greenbelt Wood Products (45,440 ektarya sa Sultan Kudarat) at D.M. Consunji Inc. (DMCI) (150,000 ektarya sa Daguma Range na umuugnay sa mga probinsya ng South Cotabato, Sultan Kudarat at Maguindanao.) Saklaw ng mga konsesyong ito ang mga lupang ninuno ng mamamayang Moro at mga Lumad na B'laan at T'boli sa South Cotabato, at Tiruray, Dulangan-Manobo at Lambiangan sa Sultan Kudarat at Maguindanao. Ang Miludeco ay kumpanya ng pamilya Antonino habang ang Greenbelt ay pag-aari ni Narciso Ramos, ama ni Gen. Fidel Ramos. Si David M. Consunji naman ay naging miyembro ng gabinete at kroni ng diktador.

Ang operasyong pagtotroso ang naghanda ng daan para sa pagmimina sa T'boli at ilang mga lugar sa Daguma Range. Tahasan ang pandarambong ng DMCI sa mina at yamang pamana ng sinaunang mga tribo na matatagpuan sa mga kweba at ilang sagradong pook ng mga Lumad sa kabundukan ng Daguma.

Sa loob ng ilang dekada ay nakakonsentra sa malawak na kabundukan sa hangganan ng Davao del Sur at South Cotabato ang pinakamalaking operasyon ng pagtotroso sa rehiyon. Pinakamalaki sa limang kumpanya na nag-opereyt dito ang Habaluyas Logging Co. Tinangka ng kumpanya na pasukin ang teritoryo ng mga B'laan subalit sinalubong ito ng pag-aaklas ng malalaking klan sa Salnaong, Bong Mal at S'banken.

Sa pakikipagtulungan ng mga yunit ng Bagong Hukbong Bayan (BHB) na kumikilos sa lugar ay mas tumibay ang pagkakaisa ng tribu sa kabila ng matitinding operasyong militar. Napilitan ang mga kumpanya na makipagnegosasyon at mangakong ititigil ang pagpapapasok ng militar. Napigilan ng mga tribu ang pagkakalbo sa natitirang gubat sa kanilang mga lupang ninuno.

Kasunod nito ay napalayas ang kumpanyang Davao Eastern Mining Corporation sa Alabel noong 1989. Nabawi rin ng mga B'laan sa Malapatan ang mahigit 500 ektaryang lupa na mahigit isang dekada nang inagaw at kinontrol ng burukratang si Pedro Acharon.

Sa pagpasok ng 1990 ay sumiklab ang pag-aklas ng mga T'boli laban sa pang-aalipin at tiranikong paghahari ng negosyanteng si Nocum. Mahigit dalawang dekadang inangkin ng pamilya Nocum ang lupain ng tribo sa Lakag. Sa panahong ito naganap ang mga pagmasaker at pamamaslang sa mga Lumad para sapilitan silang palayasin sa lugar.

Naging matibay na sandigan ng mga T'boli ang patnubay at suporta ng rebolusyonaryong kilusan. Sa harap ng marahas na mga kumprontasyon at pagtugis ng militar, umani ng malawak na suporta ng publiko at simbahan ang pag-aaklas. Nagtagumpay ang mga T'boli sa pagpapatigil sa operasyon ng rantso at asyenda at tuluyang napalayas ang negosyante sa lugar.

Naging inspirasyon ang pag-aalsa sa Lakag para sa lumalawak na oposisyon sa pagmimina sa Kematu ng mga makapangyarihang burukrata at naghaharing uri. Sa pakikipagtulungan ng masa ay inatake ng BHB ang minahan. Dinisarmahan nito ang mga gwardya at sinira ang iligal na itinayong planta ng *cyanide* at iba pang mga pasilidad.

Buhat noong dekada 1990 hanggang 2015 ay umigting ang pakikibaka ng mga Lumad laban sa Tampakan *gold-copper project*. Mahalaga ang naging papel ng mga ligal na demokratikong aksyong masa sa paglulunsad ng malawakang kampanya kontra-mina. Kasabay nito ay umigting ang armadong pag-alsa ng masa at tumindi ang mga aksyong pagparusa ng BHB laban sa kumpanya at mga gwardyang militar nito.

Napigilan din ng kilusang Lumad at magsasaka ang balak ng rehimeng Arroyo na buksan ang malawak na lupain sa Davao del Sur at Sarangani para sa proyektong *jatropha* (tuba-tuba).

Sa ilang mga lugar naman sa Sultan Kudarat, nagkamit ng kakaibang lakas at sigla ang paglaban ng mga Lumad sa patnubay ng rebolusyonaryong kilusan. Muling inilunsad ng mga grupong Dulangan-Manobo, Tiruray at Moro ang kanilang paglaban sa pang-aagaw ng lupa at pagsasamantala ni Consunji. Lumaganap ang ligal na kilusan at kampanya laban sa operasyong pagtotroso at mina ng DMCI. Nagkaisa rin ang BHB at armadong pag-alsa ng masa sa paglulunsad ng kampanyang militar para ipagtanggol ang lupang ninuno at interes ng masa. AB

# Pagpapahirap sa mga Adivasi ng India

Malawakang pangangamkam ng lupa at pagpapalayas sa mga Adivasi o katutubo ng India ang idudulot ng isinusulong na bagong batas sa kagubatan ng rehimeng Narendra Modi. Dadagdag ito sa dati nang dinaranas na pambansang pang-aapi at pagsasamantala ng mga Adivasi kabilang ang henosidyo, iligal na pag-aresto at mga pag-atake sa ilalim ng kampanyang kontra-insurhensya ng reaksyunaryong gubyernong pambansa at pang-estado (katumbas ng rehiyon).

Isinusulong ng rehimeng Modi, sa isinumiteng panukala noong Hunyo 28, ang "pagpapadali sa negosyo" ng malalaking kumpanya sa pagmimina, pagtotroso at iba pa sa mga kagubatan ng India. Nais nitong pabilisin ang proseso ng pagkuha ng "permiso" para mapasok ng mga kumpanya ang mga kagubatan.

Ang lupang ninuno ng mga Adivasi ay mayaman sa *iron*, *copper*, ginto, *zinc*, *lead*, *manganese*, *chromite* at *bauxite*. Malaking bahagi ng kanilang mga kagubatan ay pinagkukunan ng troso, uling at mga kahoy. Ginagamit din itong pastuhan at taniman ng malalaking plantasyon.

Kabilang ang mga multinasyunal na kumpanyang Adanis at Ambanis sa mga mapapaburan ng pagluluwag ng estado ng India sa pagpasok sa mga kagubatan nito.

Tatanggalan ng naturang panukala ng nalalabing ligal na karapatan ang mga Adivasi at komunidad na ipagtanggol ang kanilang lupang ninuno at kagubatan. Sa panukala, hindi na kakailanganin kunin ang pahintulot ng mga *gram sabha* (asembleya ng mga komunidad) para pasukin ang saklaw nilang lupain at kagubatan. Layon nitong bumuo na lamang ng isang pambansang komite na mag-aapruba sa isang proyekto at isusumite sa gubyerno ng estado para sa nalalabing proseso.

Ang bagong batas, sa katunayan, ay pagsesemento lamang at tuluyang pawawalang-saysay ang dati nang walang-ngiping mga batas sa pangangalaga sa karapatan ng mga Adivasi. Noong 2019, sa kabuuang 240 na isinumiteng proyekto sa sentral na gubyerno, 193 na ang binigyan ng rekomendasyon ng kasalukuyang komite sa pagsusuri. Saklaw nito ang 9,220.64 ektaryang kagubatan para sa mga proyektong kalsada, tren, pagmimina, irigasyon, imprastruktura at iba pa.

**Patung-patong na pagsasamantala**

Higit 8% ng kabuuang populasyon ng India (104.2 milyon o halos kasinlaki ng populasyon ng Pilipinas) ay mga Adivasi. Sila ay mga pambansang minorya na binubuo ng ilandaang mga katutubong tribu na karamihan ay nasa Central India. Ang mga Adivasi ay nakatira sa mga kagubatan (na sangkapat ng buong teritoryo ng India) kung saan mahigpit na nakatali ang kanilang pamumuhay. Malaon nang isinasaisantabi at binabalewala ang kanilang karapatan ng mga rehimeng Hindutva (nasyunalistang Hindu) at Brahmanic (pinakamataas na antas sa sistemang *caste* o panlipunang katayuan sa India.)

Malaon nang ipinatutupad ng reaksyunaryong estado ang henosidyo laban sa mga Adivasi. Sa konserbatibong tala ng National Crime Records Bureau ng bansa, mayroong 76,899 na krimen laban sa mga Adivasi mula 2011-2020. Kabilang dito ang mga kaso ng panggagahasa, pang-aabusong pisikal at pagpaslang. Kabilang dito ang pagpatay ng mga pwersa ng estado ng 15 katao sa Nulkatong, distrito ng Sukma nitong Agosto 18.



Noong Hulyo 2021, pinalayas ng gubyerno ng Madhya Pradesh, rehiyon sa sentrong India, ang mga komunidad ng mga katutubong Bhil at Barela mula sa kanilang lupa. Kamakailan, pinalayas din ang mga komunidad ng katutubo sa Chhattisgarh hanggang Andhra Pradesh para bigyan-daan ang mga proyektong imprastruktura na walang pakinabang sa kanila.

Sa ilang mga lugar, sapilitang nagtatayo ng mga kampo ng pulis na sistematikong lumalabag sa mga karapatang-tao ng mga Adivasi. Itinatayo ang mga kampo sa Parvatpur sa Giridih district ng rehiyong Jharkhand, Silinger ng mga distritong Bijapur-Sukma at iba pang erya.

Liban dito, kinakasangkapan ng sentral at pang-estadong gubyerno ang Unlawful Activities (Prevention) Act at iba pang mga batas para gipitin, atakehin at supilin hindi lamang ang mga Adivasi kundi maging ang mga grupo at personaheng sumusuporta sa kanila. Matagalan silang ibinibimbin sa mga kulungan ng India.

Ibayong tumindi ang mga ito sa ilalim ng Brahmanic Hindutva (pasismo laban sa mga minoryang relihiyon at mababang grupong panlipunan) na rehimen ni Modi. Dagdag insulto, inihalal kamakailan ng dominanteng partidong Bharatiya Janata (BJP) ni Modi bilang pangulo ng bansa si Draupadi Murmu na isang Adivasi. Ito ay para pabanguhin ang kanyang paghahari sa harap ng sunud-sunod na pagpaslang, pag-atake at henosidyo sa mga Adivasi. AB

# Iba't ibang mukha ng krisis at paglaban sa China

Kahit piliting pagtakpan ng karatulang "sosyalismo na may katangiang Chinese," lilitaw at lilitaw ang iba't ibang mukha ng krisis at paghihirap at pagtutol ng masang manggagawa at anakpawis sa ilalim ng sistemang kapitalista sa China.

**Edukasyon para sa malalaking kapitalista**

Sinimulan ng mga estudyante noong Hunyo 4, 2021 ang kilusang protesta laban sa patakarang itransporma ang pribadong pang-akademikong mga unibersidad tungong mga paaralang bokasyunal. Kilala rin ang mga kolehiyong pang-bokasyunal bilang mga paaralan para sa teknikal na kasanayan (tulad ng sa TESDA ng Pilipinas). Ang patakarang ito ay sinimulang ipatupad noon pang 2014 para tugunan ang pangangailangan ng mga kumpanyang may mga proyekto sa ibang bahagi ng mundo.

Tutol dito ang mga estudyante dahil walang naganap na konsultasyon, at lalupa dahil itinuturing nila ito bilang higit pang pagbaba sa kalidad ng edukasyon mula nang manumbalik ang kapitalismo sa bansa.

Unang naglunsad ng protesta ang mga estudyante sa dalawang prubinsya, na agad sinundan ng anim na iba pa nang sumunod na mga araw. Libu-libong estudyante ang lumahok sa mga rali at panawagang boykot sa loob lamang ng ilang araw. Sa mga pagkilos noong Hunyo 2021, marami ang binugbog at dinukot, kinasuhan at pinaratangang gumagamit ng iligal na droga. Tulad din sa iba pang protesta ng mamamayan, inakusahan silang nakikipagsabwatan sa mga dayuhan.

Makabuluhan ang pinakahuling kilusang protesta ng mga estudyante dahil sinasabing ito na ang pinakamalaki mula sa mga protestang pinamunuan ng mga estudyante noong Hunyo 4, 1989 at humantong sa Masaker sa Tiananmen.

**Pang-aalipin sa gitna ng pandemyang Covid-19**

Noong Mayo, naiulat na dalawang ulit na sumiklab ang paglaban ng mga manggagawa sa pagpapahirap sa kanila sa isang pabrika ng elektroniks sa Shanghai, ang pinakamalaki at pinakamaunlad na syudad sa China.

Bilang tugon ng gubyerno sa patuloy na pagkalat ng Covid-19 sa bansa, ipinatupad nito sa syudad ang pagkukulong sa mga manggagawa upang patuloy na magtrabaho. Gayunman, hindi nito naiwasan ang pagkakahawaan. Dagdag sa restriksyon sa pagkilos, hindi rin makatarungan ang sahod ng mga manggagawa sa panahong nakakulong sila sa pabrika, at kulang ang pagkain at iba pang suplay. Bago pa man ang patakarang ito ay dati nang mas mababa pa sa minimum ang karaniwang sahod ng mga manggagawa sa Shanghai. Ito ang nagtulak sa mga manggagawa na labanan ang mga bantay nila, maging ang mga maton na ipinadala ng kumpanya.

Dahil hindi lang sa Shanghai ang saklaw ng pagkukulong sa mga manggagawa, pinaniniwalaang marami pang ibang pabrika sa bansa ang namimintog sa protesta.

Sa sumunod na buwan, mga manggagawa sa sanitasyon at koleksyon ng basura naman ang nagprotesta. Binarikadahan nila ang isang kalsada sa syudad ng Changge sa prubinsya ng Henan bilang protesta sa hindi pagbibigay ng kanilang sahod. Agad na nilusob ng mga pulis ang mga manggagawa, na maging namang lumaban.

**Pang-aabuso ng mga bangko**

Sa Henan din naganap ang serye ng mga protesta ng mga depositor ng bangko noong Abril hanggang Hulyo. Dumagsa ang mga depositor matapos mapabalitang hindi na nila makukuha ang kanilang mga impok. Sa protesta noong Hulyo, umabot ng mahigit 1,000 ang lumahok. At tulad sa maraming iba pa, marahas na binuwag ng malaking bilang ng mga pulis at maton ang hanay ng mga depositor. Marami rin sa mga depositor ang minarkahang may Covid-19 upang pigilang lumabas at magprotesta.

Panimulang apektado ng serye ng "bank run" (tawag sa pagdagsa ng mga depositor upang mag-*withdraw* ng kanilang impok) ang apat na bangko, na tinatayang may 400,000 akawnt na nagkakahalaga ng milyun-milyong dolyar. Pinaniniwalaang nawala ang pera dahil ginamit ito ng mga bangko sa mga naluging pamumuhunan.

Durugtong ito sa namumuong krisis sa pabahay sa bansa. Mahigit 300 proyektong pabahay sa mahigit 100 syudad ang nawalan ng pondo matapos itigil ng mga kostumer ang pagbabayad. Sa mga eryang urban sa China, karaniwang umaabot sa 78% ng personal na ipon ng mamamayan ay inilalaan sa pagbayad sa pabahay bago pa man ito makumpleto. Tulad ng mga bangko, ginamit din ng mga kapitalista sa pabahay ang pera ng mga kostumer sa ibang pamumuhunan. Sa panimulang tantya, umaabot ito ng mahigit $100 milyon. AB

